**Sagot**: Ang dapat niyang gawin ay ilagay ang mga bata sa kanyang likuran tulad ng mga taong nasa wastong gulang na kapag ang mga batang ito ay sumapit na sa pitong taong gulang o higit pa. Ganoon din naman kung ang mga *ma'moom* ay isang bata at isang taong nasa wastong gulang na, ilalagay din niya sila sa likod. Sapagkat nang ang Propeta (SAS) ay nagsagawa ng *salah* bilang *imam* ni Anas (RA) at ng isang ulilang wala pa sa wastong gulang ay inilagay niya ang dalawang ito sa kanyang likuran. Nangyari ito noong dalawin ng Propeta (SAS) ang lola ni Anas (RA). Ganoon din ang kanyang ginawa kina Jabir at Jabbar na mga taga Madinah nang humanay sila sa kanya, inilagay niya sila sa kanyang likuran. Kung ang kasama ng *imam* sa *salah* ay isang lalaki lamang, ito ay pupuwesto sa kanyang kanan -- nasa wastong gulang man ito o wala -- dahil nang tumayo si Ibnu Abbas sa kaliwa ng Propeta noong ito ay nagsasagawa ng *salatul layl** ay inilagay niya ito sa kanan. Ang isang babae o higit pa ay sa likuran ng mga kalalakihan tatayo at hindi ipinahihintulot na sila (mga babae) ay katabi ng *imam* o mga kalalakihan sapagkat nang magsagawa ng *salah* ang Propeta (SAS) bilang *imam* ni Anas at ng isang ulilang wala pa sa wastong gulang ay inilagay niya si Umm Sulaym na ina ni Anas sa likuran ni Anas at ng ulila.

**40.** Ang sabi ng iba ay hindi ipinahihintulot na magsagawa ng isa pang *salah* sa *jama'ah* (sa Masjid) pagkatapos na maisagawa ang *salah* sa *jama'ah*; mayroon po bang batayan ito? At ano po ang tama?

**Sagot**: Ang sabi nilang ito ay hindi tama at wala itong batayan sa *Sharee'ah*, ayon sa aking pagkakaalam. Datapuwa't ang ipinahihiwatig ng mga Hadeeth na *saheeh* ay salungat sa sinasabi

---

*Isang uri ng *salah* na *sunnah* na isinasagawa sa pagitan ng *'isha'* at *fajr*.

nila. Ang sabi ng Sugo (SAS): **"Ang *salah* sa *jama`ah* ay mas mainam ng dalawampu't pitong ulit kaysa sa *salah* na isinagawa ng nag-iisang tao."** Ang sabi pa niya (SAS): **"Ang *salah* ng lalaki kasama ng isa pang lalaki ay mas mainam kaysa sa *salah* na isinagawa niyang mag-isa."** At ang sabi pa niya nang makita niyang pumasok sa Masjid ang isang lalaki matapos na makapagsagawa ng *salah* ang mga tao: **"Wala bang lalaking magbibigay ng kawanggawa sa lalaking ito sa pamamagitan ng pagsagawa ng *salah* kasama niya."** Gayon pa man, hindi ipinahihintulot sa isang Muslim na magpahuli sa *salah* sa *jama`ah*. Datapuwa't kailangang dali-dali siyang dadalo sa sandaling marinig niya ang *adhan*. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**41.** Kapag nasira ang *wudu'* ng *imam* habang nagsasagawa ng *salah*, kukuha ba siya ng isang tao bilang kahalili niya na siyang magpapatuloy sa *salah* bilang *imam* ng mga *ma'moom* o nawalan na ng saysay ang *salah* ng lahat kaya magtatalaga na lamang siya ng isang tao bilang *imam* ng mga *ma'moom* upang ulitin ang *salah* mula sa umpisa?

**Sagot**: Ang tama ay tungkulin ng *imam* na kumuha ng kahalili niya na siyang kukumpleto sa *salah* kasama ng mga *ma'moom* tulad ng ginawa ni `Umar (RA) nang siya ay saksakin habang nagsasagawa ng *salah* bilang *imam*, ginawa niyang kahalili si `Abdurrahman bin `Awf (RA). Kinumpleto ni `Abdurrahman bin `Awf (RA) ang *salah* na *fajr* kasama ng mga *ma'moom*. Kung hindi kumuha ng kahalili ang *imam*, ang isang *ma'moom* sa kanyang likuran ay pupunta sa harap ng mga *ma'moom* para kumpletuhin ang *salah* nila bilang kanilang *imam*. Kung uulitin ang *salah* mula sa umpisa, wala ring masama doon sapagkat sa puntong ito ay magkakaiba ang pahayag ng mga pantas ng Islam. Subalit ang pinakamatimbang na pahayag ay ang magtalaga ng kahalili bilang

*imam* upang kumpletuhin ang *salah* batay sa ginawa ni `Umar (RA) na ating nabanggit na. Sa muli, kung uulitin man nila ang *salah* ay walang masama. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**42.** Naaabutan ba ang *salah* sa *jama`ah* kapag naabutan ang *tasleem* kasama ng *imam* o hindi naaabutan kung hindi nakaabot ng isang *rak`ah*? Kapag dumating ang isang pangkat ng mga tao samantalang ang *imam* ay nakaupo at binibigkas ang huling *tashahhud*, mas mabuti bang sila ay sumabay na sa *imam* o maghintay na ito ay magsabi ng *tasleem* at magsagawa na lamang sila ng panibagong *salah* sa *jama`ah*?

**Sagot**: Hindi naaabutan ang *salah* sa *jama`ah* kung hindi naabutan ang isang *rak`ah* man lamang ayon sa sinabi ng Propeta (SAS): **"Ang nakaabot ng isang *rak`ah* sa *salah* ay naabutan ang *salah*."** Ang Hadeeth na ito ay nasa Saheeh Muslim. Subalit ang sinumang may katanggap-tanggap na dahilan, makakamit pa rin niya ang biyaya ng *salah* sa *jama`ah* kahit hindi man niya naabutan ang *salah* kasama ng *imam* ayon sa sinabi ng Propeta (SAS) noong siya ay nasa labanan sa Tabuk: **"Kapag nagkasakit ang isang Muslim o naglalakbay, itatala ni Allah para sa kanya ang mga ginagawa niya noong siya ay malusog at hindi naglalakbay."** Ang Hadeeth na ito ay nasa Saheeh Al-Bukhari. At ayon pa sa sabi niya (SAS): **"May mga tao sa Madinah na wala kayong daan na tinahak at lambak na binagtas na hindi ninyo sila kasama. Ang kanilang katanggap-tanggap na dahilan ang humadlang sa kanila (na makasama)."*** At sa isa pang sanaysay ay ito ang sinabi: **"Nakilahok sila sa inyo sa gantimpala."** Ang Hadeeth na ito ay nasa Saheehayn.

---

*Ibig sabihin ay nagtatamo rin sila ng gantimpala bagaman hindi sila nakalahok sa labanan sa Tabuk dahil may maganda silang dahilan kung bakit hindi nakalahok.

Sa oras na maabutan ng isang pangkat ang *imam* habang ito ay bumibigkas ng huling *tashahhud*, mainam na sumabay na sila sa kanya ayon sa sinabi ng Propeta (SAS): **"Kapag kayo ay pupunta sa *salah*, maglakad nang mahinahon. Ang anumang maabutan ninyo sa *salah* ay isagawa ninyo at kumupletuhin ninyo ang hindi ninyo nagawa."** At kung magsagawa naman sila ng isa pang *salah* sa *jama`ah* ay wala namang masama.

**43.** Nagsagawa ng *salah* ang *imam* sa kanyang *jama`ah* ngunit nakalimutan niyang magsagawa ng *wudu'*; ano ang hatol sa *salah* na ito ayon sa mga sumusunod na kondisyon:

1. Kapag naalaala niya habang nagsasagawa ng *salah* (na wala pala siyang *wudu'* )?
2. Kapag naalaala niya pagkatapos ng *tasleem* bago nagkahiwa-hiwalay ang *jama`ah*?
3. Kapag naalaala niya matapos na nagkahiwa-hiwalay ang *jama`ah*?

**Sagot**: Kapag naalaala lamang pagkatapos ng *tasleem*, ang *salah* ng *jama`ah* ay tanggap at hindi nila kailangang ulitin ang *salah* subalit kailangang ulitin ng *imam* ang kanyang *salah*. Kung naalaala ng *imam* habang siya ay nagsasagawa ng *salah*, sasabihin niya sa isa sa mga *ma'moom* na ito ang hahalili sa kanya at kukumpleto sa *salah* bilang *imam* ng *jama`ah*. Ito ay ayon sa pinakatumpak na pahayag ng mga pantas batay sa sanaysay tungkol kay `Umar (RA). Nang siya (RA) ay sinaksak habang nagsasagawa ng *salah* bilang *imam*, itinalaga niya bilang kahaliling *imam* sa *salah* si `Abdurrahman bin `Awf (RA). Tinapos naman nito ang *salah* bilang *imam* ng *jama`ah* at hindi na inulit ang *salah*. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**44.** Ano po ang hatol sa *salah* na pinamunuan ng *imam* na naninigarilyo o nag-aahit ng balabas o nagsusuot ng damit o pantalon na lampas sa bukong-bukong at iba pa?

**Sagot**: Ayon sa nagkakaisang hatol ng mga pantas ng Islam, ang *salah* niya ay tanggap kapag isinagawa niya ito ayon sa paraang nais ni Allah. Tanggap din ang *salah* ng kanyang mga *ma'moom* ayon sa pinakatumpak na hatol ng mga pantas. Tungkol naman sa di-Muslim, hindi tanggap ang kanyang *salah* at pati na ang *salah* ng kanyang *ma'moom* dahil wala sa kanya ang isang kondisyon upang matanggap ang *salah* at iyon ay ang pagiging Muslim. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**45.** Nalalaman natin na ang puwesto ng *ma'moom* kapag siya ay nag-iisa ay sa kanan ng *imam*. *Sunnah* po ba sa *ma'moom* na umurong ng kaunti gaya ng napupuna sa ilang mga tao?

**Sagot**: Ang *sunnah* para sa *ma'moom* kapag siya ay nag-iisa ay tumayo sa kanan ng *imam* kapantay nito. At walang batayan sa *Sharee`ah* na nagpapahiwatig sa salungat nito. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**46.** Kapag nag-aalinlangan ang nagsasagawa ng *salah* kung siya ba ay nagsagawa ng tatlo o apat na *rak`ah*; ano ang kanyang gagawin?

**Sagot**: Kapag nag-aalinlangan (sa kung ilang *rak`ah* ang naisagawa), kailangang bumatay sa kung ano ang tiyak: ang pinakakaunting bilang ng *rak`ah*. Ituturing na nakagawa ng tatlong *rak`ah*, isasagawa ang ikaapat na *rak`ah*, at ang *sujudus sahw** bago

---

*Ang *sujudus sahw* ay dalawang karagdagang *sujud* (pagpapatirapa) na ginagawa bago o matapos magsagawa ng *tasleem* kapag **nagkamali** o **nagdudang nagkamali**.

magsabi ng *tasleem*. Ito ay batay sa sinabi ng Propeta (SAS): **"Kapag nag-alinlangan ang sinuman sa inyo sa kanyang *salah* anupa't hindi niya malaman kung ang kanyang natapos sa *salah* ay tatlo o apat na *rak`ah*, isantabi niya ang kanyang pag-aalinlangan at bumatay sa kung ano ang natitiyak niya at pagkatapos ay magpatirapa nang dalawang *rak`ah* (*sujudus sahw*) bago magsabi ng *tasleem*. Kung ang nagawa niyang *salah* ay limang *rak`ah* ang *sujudus sahw* ang magwawasto sa kanyang *salah*. At kung ang nagawa niyang *salah* ay kumpleto, ang *sujudus sahw* ay panghihiya sa demonyo."** Ang Hadeeth na ito na nasa Saheeh Muslim ay isinalaysay ni Sa`eed Al-Khudri. Kung nangibabaw sa kanyang palagay ang isa sa dalawa: kulang o kumpletong *rak`ah*, ang pagbabatayan niya ay ang kanyang palagay na nangingibabaw. Pagkatapos sabihin ang *tasleem* ay saka magpapatirapa ng dalawang beses (*sujudus sahw*) at muling magsasabi ng *tasleem*. Ito ay batay sa sinabi ng Propeta (SAS): **"Kapag nag-aalinlangan ang sinuman sa inyo sa kanyang *salah*, magpunyagi siyang alamin ang tama at kumpletuhin ang *salah* at pagkatapos ay sabihin niya ang *tasleem* at saka magpatirapa nang dalawang beses (*sujudus sahw*)."** Ang Hadeeth na ito na nasa Saheeh Al-Bukhari ay isinalaysay ni ibnu Mas`ood (RA).

47. May mga *imam* na nagsasagawa ng *sujudus sahw* pagkatapos ng *tasleem* at may ibang nagsasagawa ng *sujudus sahw* bago magsabi ng *tasleem* at ang iba pa ay nagsasagawa ng *sujudus sahw* bago at matapos magsabi ng *tasleem*. Kailan po kailangang magsagawa ng *sujudus sahw* bago magsabi ng *tasleem*? At kailan kailangang magsagawa ng *sujudus sahw* pagkatapos ng *tasleem*? Ang *sujudus sahw* pagkatapos bago o matapos magsabi ng *tasleem* ay *fard* ba o *mustahabb*?

**Sagot**: Ang *sujudus sahw* bago at matapos magsabi ng *tasleem* ay kapwa ipinahihintulot sapagkat ito ang isinasaad sa mga Hadeeth buhat sa Propeta (SAS). Subalit ang *sujudus sahw* ay lalong mainam bago magsabi ng *tasleem* maliban sa dalawang pagkakataon:

1. Kapag nagsabi ng *tasleem* ngunit kulang ng isang *rak`ah* o higit pa ang *salah*, ang lalong mainam ay isagawa ang *sujudus sahw* matapos na makumpleto ang *salah* at makapagsabi ng *tasleem*. Ito ay bilang pagsunod sa Propeta (SAS) sapagkat noong nagsabi siya ng *tasleem* nang ang kanyang *salah* ay kulang ng dalawang *rak`ah* -- ayon sa Hadeeth na isinalaysay ni Abu Hurayrah (RA) -- at nang ang kanyang *salah* ay kulang ng isang *rak`ah* -- ayon sa Hadeeth na isinalaysay ni Imran bin Husayn (RA) -- ay nagsagawa siya ng *sujudus sahw* matapos makumpleto ang *salah* at magsabi ng *tasleem*.
2. Kapag nag-alinlangan sa *salah* anupa't hindi malaman kung ang natapos na *rak`ah* ay tatlo ba o apat sa *salah* na binubuo ng apat na *rak`ah*, o dalawa ba o tatlo sa *maghrib*, o isa ba o dalawa sa *fajr* ngunit ang nangingibabaw sa kanyang palagay ay ang isa sa dalawa, kulang o sapat na bilang ng *rak`ah*, ang pagbabatayan niya ay ang nangingibabaw niyang palagay. Ang kanyang *sujudus sahw* ay pagkatapos ng *tasleem* na siyang pinakamainam ayon sa Hadeeth na isinalaysay ni Ibnu Mas`ood na nabanggit sa sagot sa tanong bilang 46. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**48.** Kapag nagkamali ang *masbooq*, magsasagawa ba siya ng *sujudus sahw*? At kailan niya ito isasagawa? Kailangan pa bang magsagawa ng *sujudus sahw* ang *ma'moom* kapag siya ay ay nagkamali?

**Sagot**: Hindi kailangan ng *ma'moom* na magsagawa ng *sujudus sahw* kapag siya ay nagkamali at tungkulin niyang sumunod sa kanyang *imam* kapag siya ay sumabay rito mula sa umpisa ng *salah*.

Ang *masbooq* naman ay magsasagawa ng *sujudus sahw* kapag siya ay nagkamali noong kasama ng kanyang *imam*. Magsasagawa rin siya ng *sujudus sahw* kapag nakumpleto na niya ang *salah* kung nagkamali siya noong kinukumpleto pa lamang niya ang *salah* batay sa detalyeng nabanggit sa sagot sa mga tanong bilang **46** at **47**. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**49.** *Fard* ba ang pagsasagawa ng *sujudus sahw* para sa mga sumusunod:

1. Kapag bumigkas ng anumang talata ng Qur'an pagkatapos ng *suratul fatihah* sa dalawang huling *rak`ah* ng *salah* na binubuo ng apat na *rak`ah*?
2. Kapag bumigkas ng anumang talata ng Qur'an habang nakapatirapa o nagsabi halimbawa ng ***subhaana rabbiyal `adheem*** sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa?
3. Kapag binigkas nang malakas ang *salah* na binibagkas nang tahimik (*dhuhr* at *`asr*) at binigkas ng tahimik ang *salah* na binibigkas nang malakas (*maghrib*, *`isha'*, at *fajr*)?

**Sagot**: Kapag nakalimot at hindi sinasadyang nakabigkas ng isa o higit pang *ayah* o *surah* sa dalawang huling *rak`ah* ng *salah* na binubuo ng apat na *rak`ah* o sa isa sa dalawang huling *rak`ah*, hindi na kailangang magsagawa ng *sujudus sahw* sapagkat napatunayang may Hadeeth buhat sa Propeta (SAS) na nagpapahiwatig na bumigkas siya ng talata buhat sa Qur'an karagdagan sa *suratul fatihah* sa ikatlo at ikaapat na *rak`ah* ng *dhuhr*. Napatunayan din na pinuri ng Propeta (SAS) ang isang prinsipe na binibigkas sa lahat ng *rak`ah* ng *salah* nito ang *suratul ikhlas* pagkatapos ng *suratul fatihah*. Subalit ang nakagawian ng Propeta (SAS) ay hindi siya bumibigkas sa ikatlo at ikaapat na *rak`ah* ng anumang talata buhat sa Qur'an maliban sa *suratul fatihah* tulad ng nasasaad sa Hadeeth na nasa Saheeh Al-Bukhari at Saheeh Muslim na isinalaysay ni Abu

Qatadah (RA). Napatunayang binigkas ni Abu Bakr As-Siddeeq (RA) sa ikatlong *rak`ah* ng *salah* na *maghrib* pagkatapos ng *suratul fatihah* ang talata ng Qur'an na nasa *surah* Al Imran:8. Ito ay nagpapatunay na maaari ring bumigkas ng anumang talata buhat sa Qur'an pagkatapos ng *suratul fatihah* sa Ikatlong *rak`ah* ng *salah* sa *maghrib*.

Ang sinumang magkamaling bumigkas ng anumang talata buhat sa Qur'an habang nakayukod o nakapatirapa ay magsasagawa ng *sujudus sahw* sapagkat hindi ipinahihintulot sa kanya na sadyang bumigkas ng anumang talata buhat sa Qur'an habang nakayukod o nakapatirapa dahil ipinagbawal iyon ng Propeta (SAS). Kaya kapag nagkamaling bumigkas ng anumang talata buhat sa Qur'an, kailangang magsagawa ng *sujudus sahw*. At ganoon din kapag nagkamali habang nakayukod at sinabi ang ***subhaana rabbiyal a`laa*** sa halip na ***subhaana rabbiyal `adheem*** o nagkamali habang nakapatirapa at sinabi ang ***subhaana rabbiyal `adheem*** sa halip na ***subhaana rabbiyal a`la,*** kailangan ding magsagawa ng *sujudus sahw* sapagkat nakaligtaan gawin ang dapat gawin. Kung nagkamaling naipagsama ang pagbigkas ng ***subhaana rabbiyal `adheem*** at ***subhaana rabbiyal a`laa*** sa pagyukod o pagpapatirapa, hindi kailangang magsagawa ng *sujudus sahw*. Kung magsasagawa man ng *sujudus sahw*, wala ring masama. Saklaw ng nabanggit ang *imam*, ang *munfarid* (mag-isang nagsasagawa ng *salah*), at ang *masbooq*.

Ang *ma'moom* na kasama na ng *imam* sa simula pa lamang ng *salah* ay hindi kailangang magsagawa ng *sujudus sahw* kung magkamali man siya. Kailangan lamang niyang sumunod sa kanyang *imam*. Ganoon din naman kung nilakasan niya ang pagbigkas ng *salah* na hindi nilalakasan ang pagbigkas o binigkas nang tahimik ang *salah* na binibigkas nang malakas, hindi kailangang magsagawa ng *sujudus sahw* sapagkat ipinaririnig noon

kung magkaminsan ng Sugo (SAS) sa *salah jama`ah* ang pagbigkas ng talata sa Qur'an sa *salah* na binibigkas nang tahimik. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**50.** May mga nag-aakala na ang pagsasama at ang pagpapaikli ng *salah* ay laging magkasabay anupa't walang pagsasama nang walang pagpapaikli at walang pagpapaikli nang walang pagsasama. Ano po ang masasabi ninyo rito? Ang lalo po bang mainam para sa *musafir* ay ang pagpapaikli nang walang pagsasama o pagsasama at pagpapaikli ng *salah*?

**Sagot**: Ang batas ng pagpapaikli ng *salah* ay ginawa ni Allah para sa *musafir*. Ipinahihintulot din para sa *musafir* na pagsamahin ang *salah* pero hindi nangangahulugan na ang dalawang ito (pagsasama at pagpapa-ikli ng *salah*) ay laging magkasama. Kaya maaaring paikliin ang *salah* at hindi pagsamahin kung ang isang *musafir* ay pansamantalang tumitigil sa isang bayan o hindi dumadalaw lamang. Mas mainam na hindi na pagsamahin ang *salah* tulad ng ginawa ng Propeta (SAS) sa Mina noong isinagawa niya ang kanyang *hajj* ng pamamaalam, pinaikli niya ang *salah* ngunit hindi ipinagsama. Sa labanan sa Tabuk ay pinagsabay niya ang pagpapaikli at pagsasama ng *salah* kaya ito ay nagpapakita lamang (na maaaaring pagsabayin o di-pagsabayin ang pagpapaikli at pagsasama ng *salah*). Pinaiikli at pinagsasama ng Propeta (SAS) ang kanyang *salah* kapag tuloy-tuloy ang kanyang paglalakbay.

Tungkol naman sa pagsasama ng *salah*, mas malawak ang saklaw nito sapagkat ito ay ipinahihintulot sa may karamdaman. Kapag may malakas na ulan (at mahirap ang pumunta sa Masjid) ay ipinahihintulot din na pagsamahin ang pagsasagawa ng mga *salah* sa Masjid. Sa pagsasama ng mga *salah*, ang ipinagsasama ay ang *dhuhr* at ang *asr* o ang *maghrib* at ang *`isha'*. Hindi ipinahihintulot sa kanila na paikliin ang mga nabanggit na *salah* sapagkat ang

pagpapaikli ay para lamang sa *musafir*. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**51.** Kapag dumating ang oras ng *salah* samantalang hindi pa naglalakbay ang isang tao at pagkatapos ay naglakbay siya bago naisagawa ang *salah*; may karapatan ba siyang paikliin at pagsamahin ang *salah* o wala? Kapag isinagawa niya halimbawa ang *dhuhr* at *`asr*, pinaikli niya at pinagsama ang mga ito, at pagkatapos nito'y nakarating siya sa kanyang bayan sa oras ng *`asr*; ang ginawa ba niyang iyon ay tanggap kung nang sandaling pinaiikli at pinagsasama niya ang *salah* ay nalalaman niyang siya ay darating sa kanyang bayan sa oras ng ikalawang *salah* (*`asr*)?

**Sagot**: Kapag ang isang nagbabalak maglakbay ay dinatnan ng oras ng *salah* samantalang siya ay nasa kanyang bayan pa at pagkatapos ay umalis bago nagsagawa ng *salah*, pinahihintulutan siyang paiikliin ang *salah* kapag ang nilisan niya ay ang bahagi ng bayan na pinaninirahan ng mga tao. Ito ay ayon sa pinakatumpak na pahayag ng mga pantas ng Islam. Kapag pinagsama at pinaikli ang *salah* (halimbawa'y ang *dhuhr* at *`asr*) habang nasa paglalakbay at pagkatapos ay dumating sa sariling bayan bago dumating ang oras ng ikalawang *salah* (*`asr* ayon sa ating halimbawa) o sa oras mismo ng ikalawang *salah*, hindi kailangang ulitin ang *salah* dahil naisagawa na ang *salah* sa paraang tama. Kung isagawa man niya muli ang ikalawang *salah* kasama ng *jama`ah*, ang *salah* na ito ay *sunnah* na. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**52.** Mayroon po bang itinakdang layo ang isang paglalakbay upang mapahintulutang paikliin ang *salah*?

**Sagot**: Ang marami sa mga pantas ng Islam ay naniniwalang ang itinakdang layo ng pupuntahan ay ang layo ng isang gabi at isang

araw na pangkaraniwang paglalakad ng kamelyo o tao o mga 80 kilometro. Ang ganitong layo (o higit pa) ay itinuturing na paglalakbay ayon sa nakagawian at ang mababa pa rito ay hindi.

**53.** Ano po ang tingin ninyo sa pagsasama ng *salah* na *maghrib* at *`isha'* kapag may ulan sa sandaling hindi naglalakbay at naninirahan sa mga lungsod na ang mga lansangan ay patag, aspaltado o sementado, at naiilawan yaman din lamang na walang hirap (ang pagpunta sa Masijd) at walang putik ang daan.

**Sagot**: Walang masama sa pagsasama ng *maghrib* at *`isha'* o *dhuhr* at *`asr*, ayon sa pinakatumpak na pahayag ng mga pantas, kapag may ulan at mahirap ang pagpunta sa mga Masjid. Ganoon din naman kung madulas at binabaha ang mga daan dahil ang mga ito ay nagpapahirap sa pagpunta sa Masjid. Ang batayan nito ay ang nasasaad sa Saheehayn buhat sa salaysay ni Ibnu `Abbas (RA). Ayon sa salaysay, ipinagsama ng Propeta (SAS) ang *dhuhr* at ang *`asr*, at ang *maghrib* at *`isha'* sa Madinah. Sa nasasaad sa Saheeh Muslim ay binanggit na ginawa ng Sugo (SAS) ang gayon hindi dahil sa may pinangangambahang bagay o dahil may ulan o siya (SAS) ay nasa paglalakbay. Ipinakikita sa Hadeeth na ito na matibay na pinaniniwalaan ng mga Sahabah (RA) na ang pangamba at ang ulan ay katanggap-tanggap na dahilan sa pagsasama ng *salah* tulad ng paglalakbay. Subalit sa sitwasyong ito ay hindi ipinahihintulot na paikliin ang *salah*. Ang ipinahihintulot lamang ay ang pagsasama ng *salah* sapagkat sila ay nananatili sa kanilang lugar at hindi mga *musafir*. Ang pagpapaikli ng *salah* ay laan lamang sa mga *musafir*.

**54.** Ang *neeyah* ay isa bang kondisyon upang mapahintulutang pagsamahin ang *salah*? Madalas kasing isagawa ang *salah* sa *maghrib* nang walang *neeyah* na pagsamahin ito at ang *`isha'*

ngunit pagkatapos maisagawa ang *maghrib* ay nagsasanggunian ang *jama`ah* at kapag napag-kaisahan nilang isama ang *`isha'* sa *maghrib*, isasagawa kaagad nila ang *`isha'*.

**Sagot**: Nagkakaiba ang mga pahayag ng mga pantas tungkol dito ngunit ang matimbang na pahayag ay hindi isang kondisyon ang *neeyah* sa pagsisimula ng unang *salah* (salah sa *maghrib*). Sa halip ay ipinahihintulot na isama ang ikalawang *salah* kapag lumitaw ang kondisyon na nagpapahintulot na pagsamahin ang *salah* gaya ng takot, karamdaman, at ulan. Si Allah ang tagapagpatnubay.

**55.** Kailangan bang tuloy-tuloy ang pagsasagawa ng dalawang *salah* kapag ang mga ito ay ipinagsama.

**Sagot**: Ang *fard* sa pagsasama na *taqdeem** ay ang tuloy-tuloy na pagsagawa ng dalawang *salah* at walang masama kung may mamagitang maikling sandali sa dalawang *salah* sapagkat ganito ang nakagawian ng Propeta (SAS). Ang sabi ng Propeta (SAS): **"Isagawa ninyo ang *salah* kung papaano ninyo nakitang isinagawa ko ang *salah*."** Sa pagsasama na *ta'kheer*** ay hindi kailangang tuloy-tuloy ang dalawang *salah* ngunit kung isasagawa ang dalawang *salah* nang tuloy-tuloy ay mas lalong mainam sapagkat ganito ang ginagawa ng Propeta (SAS). Si Allah ang tagapagpatnubay.

**56.** Kapag kami ay naglalakbay at napadaan sa isang Masjid sa oras ng *dhuhr* -- halimbawa -- kanais-nais ba para sa amin na magsagawa ng *salah* sa *dhuhr* kasama ng *jama`ah* (sa Masjid na

---

*Ang *taqdeem* ay ang magkasunod na pagsasagawa ng *dhuhr* at *`asr* sa oras ng *dhuhr* at ng *maghrib* at *`isha'* sa oras ng *maghrib*.

**Ang *ta'kheer* ay ang magkasunod na pagsasagawa ng *dhuhr* at *`asr* sa oras ng *`asr* at ng *maghrib* at *`isha'* sa oras ng *`isha'*.

iyon) at pagkatapos ay isasagawa namin ang pinaikling *`asr* o isagawa na lamang namin ang *salah* (na hindi kasabay ng *jama`ah*)? At kapag nagsagawa kami ng *salah* kasama ng *jama`ah* (sa Masijd na iyon) at pagkatapos nito ay gusto naming magsagawa ng *`asr*, tatayo ba kami pagkatapos ng *tasleem* upang isagawa agad ang *`asr* o bibigkas muna kami ng mga *dhikr* at saka magsagawa ng *`asr*?

**Sagot**: Ang mas mainam sa inyo ay magsagawa kayo ng *salah* nang kayo-kayo lamang sapagkat ang *sunnah* para sa *musafir* ay paikliin ang *salah* na binubuo ng apat na *rak`ah*. Kung magsasagawa kayo ng *salah* kasama ng *jama`ah* na di-naglalakbay, kailangang kumpletuhin ninyo ang *salah* (hindi paiikliin) tulad ng nasasaad sa Hadeeth. Kung gusto ninyong pagsamahin ang *salah*, kailangang gawin kaagad ninyo iyon bilang pagsunod sa *sunnah* tulad ng nabanggit sa sagot sa tanong bilang 55 pagkatapos magsabi ng tatlong ***astaghfirullaah*** at isang ***allaahumma antas salaam, wa minkas salaam, tabaarakta ya dhal jalaali wal ikraam***. Subalit kung ang naglalakbay ay nag-iisa, kailangang magsagawa siya ng *salah* kasama ng *jama`ah* na di-naglalakbay at kukumpletuhin niya ang *salah* (hindi paiiksiin). Ito ang dapat niyang gawin sapagkat ang *salah* sa *jama`ah* ay isa sa mga *fard* at ang pagpapaiksi ng *salah* ay isang kanais-nais na bagay lamang. Ang *fard* ay kailangang bigyan ng mas malaking pagpapahalaga kaysa kanais-nais na bagay lamang. Si Allah ang tagapagpatnubay.

57. Ano po ang hatol sa *salah* ng di-*musafir* na ang kanyang *imam* ay isang *musafir* o ang kabaligtaran nito? May karapatan ba ang *musafir* sa pagkakataong ito, kung siya ang *imam* o *ma'moom*, na paikliin ang *salah*.

**Sagot**: Ang *salah* ng *musafir* na ang *imam* ay di-*musafir* o ang *salah* ng di-*musafir* na ang *imam* ay *musafir* ay kapwa tanggap. Subalit kung ang *ma'moom* ay ang *musafir* at ang *imam* ay ang di-*musafir*, tungkulin ng *ma'moom* (na *musafir*) na sundin ang kanyang *imam* (na di-*musafir*) (kaya hindi niya paiikliin ang *salah*). Ayon ito sa Hadeeth na isinalaysay ni Ibnu Abbas (RA). Sa Hadeeth na ito ay naiulat na siya ay tinanong tungkol sa apat na *rak`ah* na *salah* na isinagawa ng *musafir* kasama ng *imam* na di-*musafir*. Sinabi niyang iyon ay tama. Kung nagsagawa ng *salah* na binubuo ng apat na *rak`ah* ang di-*musafir* at ang kanyang *imam* ay *musafir*, kukumpletuhin niya ang kanyang *salah* kapag nagsabi ng *tasleem* ang kanyang *imam* na *musafir*.

**58.** Maaaring mangyari na sa pagsasama ng *maghrib* at *`isha'* "dahil may ulan" ay may (mga) tao na darating samantalang ang *imam* ay nagsasagawa ng *salah* sa *`isha'*. Sasabay siya (o sila) sa *imam* dahil sa pag-aakalang ito ay nagsasagawa ng *maghrib*; ano po ang dapat niyang (o nilang) gawin?

**Sagot**: Kailangang maupo sila kapag natapos na nila ang ikatlong *rak`ah*, bigkasin ang *tashahhud*, at magsabi ng *tasleem* kapag nagsabi ang *imam* ng *tasleem*. Pagkatapos niyon ay isasagawa nila ang *`isha'* upang matamo ang pagpapala ng *salah* sa *jama`ah* at upang masunod ang pagkasunod-sunod ng *salah*. Kung nang sumabay sila sa *imam* ay nang natapos na ang isang *rak`ah*, kasama ng *imam* ay isasagawa nila ang natitira sa *salah* kalakip ang *neeyah* na *salah* sa *maghrib* ang siyang isinasagawa. Kung nang sumabay sila ay mahigit na sa isang *rak`ah* ang natapos, isasagawa nila kasabay ng *imam* ang naabutan nila sa *salah* at isasagawa nila ang natitirang *rak`ah*. Ganoon din naman kung sakaling nalaman nila na ang isinagawa ng *imam* ay *`isha'*, sasabay sila sa kanya ngunit ang kanilang *neeyah* ay ang magsagawa ng *maghrib*.

Gagawin nila ang nabanggit na natin at saka isagawa ang *`isha'* pagkatapos niyon. Ito ang pinakatumpak na pahayag ng mga pantas.

**59.** Isasagawa po ba ng isang *musafir* ang mga *salah* na?

**Sagot**: Ang *sunnah* para sa *musafir* ay huwag isagawa ang mga *salah* na *sunnah* sa *dhuhr*, *maghrib*, at *`isha'* subalit isasagawa ang *sunnah* sa *fajr* bilang pagsunod sa Propeta (SAS). *Sunnah* din na

isagawa ang *tahajjud* at ang *witr*(1) sa gabi, habang naglalakbay sapagkat ginagawa iyon ng Propeta (SAS). Gayon din ang iba't ibang *salah* na *sunnah* gaya ng *salatud duha* (2), *sunnatul wudu'*(3), *salatul kasoof* (4), *sujudut tilawah* (5), at *salah tahiyatil masjid*(6) kapag papasok sa Masjid upang magsagawa ng *salah* o maging ano pa man ang dahilan.

**60.** Kailang pa ang *wudu'* bago magsagawa ng *sujudut tilawah*? Magsasabi pa ba ng ***allaahu akbar*** kapag magpapatirapa at kapag

---

1. Ang dalawang *salah* na *sunnah* na ito ay karaniwang isinasagawa pagkatapos ng *`isha'* bago sumapit ang oras ng *fajr*. Ang dalawang ito ay kapwa binubuo ng isa o tatlo o lima o pito o siyam o labing-isang *rak`ah*. Ang ipinagkaiba nga lamang ng dalawang ito ay isinasagawa ang *tahajjud* kapag nagising sa gabi bago sumapit ang *fajr* samantalang ang *witr* ay isinasagawa naman bago matulog.
2. Ang *salah* na ito ay katulad ng pangkaraniwang *salah* na *sunnah* at isinasagawa matapos na sumikat ang araw.
3. Ito ay dalawang *rak`ah* na *salah* na isinasagawang katulad ng pangkaraniwang *salah* na *sunnah* pagkatapos magsagawa ng *wudu'*.
4. Isinasagawa ang *salah* na ito kapag may eklipse.
5. Ito ay dalawang pagpapatirapa na gaya ng *sujudus sahw* na isinasagawa kapag may nabasa sa Qur'an na isang *ayah* na nag-uutos na magpatirapa. Maaaring isagawa ito habang nagbabasa ng Qur'an o nagsasagawa ng *salah*.
6. Ang kahulugan ng *salah tahiyatil masjid* ay ang *salah* ng pagbati sa Masjid. Ang pagsagawa nito ay walang ipinagkaiba sa pangkaraniwang *salah* na *sunnah*.

mag-aangat ng ulo buhat sa pagpapatirapa kung ang *sujudut tilawah* ay nangyari habang nagsasagawa ng *salah* o habang nagbabasa ng Qur'an? Ano ang sasabihin sa *sujudut tilawah*? Ang mga *du`a'* bang binibigkas dito ay buhat sa Hadeeth na *saheeh*? Kailangan pa bang magsabi ng *tasleem* kung nagsagawa ng *sujudut tilawah* habang nagbabasa ng Qur'an?

**Sagot**: Ayon sa pinakatumpak na pahayag ng mga pantas, hindi na kailangan ang *wudu'* sa *sujudut tilawah*. At sa pag-aangat ng ulo buhat sa pagpapatirapa ay hindi na kailangang magsabi ng ***allaahu akbar*** ayon pa rin sa pinakatumpak na pahayag ng mga pantas. Ngunit kailangang sabihin ang ***allaahu akbar*** kapag magpapatirapa sapagkat ito ang ipinahihiwatig sa isang Hadeeth na isinalaysay ni Ibnu `Umar (RA). Kapag isinagawa ang *sujudut tilawah* habang nagsasagawa ng *salah*, kailangang magsabi ng ***allaahu akbar*** kapag magpapatirapa at mag-aaangat ng ulo buhat sa pagpapatirapa sapagkat ginawa ito ng Propeta (SAS) sa lahat ng *salah*. Nasasaad sa Saheeh Al-Bukhari na sinabi niya (SAS): "**Isagawa ninyo ang *salah* kung papaano ninyo nakitang isinagawa ko ang *salah*.**" *Sunnah* na bumigkas ng mga *du`a'* at *dhikr* na angkop para sa *sujudut tilawah* gaya ng: ***allaahumma laka sajattu wa bika aamantu wa laka aslamtu, sajada wajhee lilladhee khalaqahu wa sawwarahu wa shaqqa sam`ahu wa basrahu bihawlihi wa qoowatihi, tabaarakallaahu ahsanul khaliqeen.*** Ang *du`a'* na ito na matatagpuan sa Saheeh Muslim na isinalaysay ni Ali (RA) ay binibigkas ng Propeta (SAS) sa *sujudut tilawah*. Ang sinasabi kapag nakapatirapa sa *salah* ay siyang ring sinasabi sa *sujudut tilawah*. Nasasaad sa isang Hadeeth na binibigkas ng Propeta (SAS) sa *sujudut tilawah* ang panalanging ito: ***allaahum maktub lee bihaa `indaka ajran, wamhu `annee bihaa wizra, waj`alhaa lee `indaka dhukhra, wa taqabbalhaa minnee kama taqabbaltaha min `abdika daawuda `alayhis salaam.*** Ngunit ang *fard* na sabihin sa *sujudut*

*tilawah* ay: ***subhaana rabbiyal a`laa*** na siya ring *fard* sabihin kapag nakapatirapa sa *salah*. Ang ano mang *dhikr* o *du`a'* na idadadagdag dito ay kanais-nais. Ang *sujudut tilawah* habang nagsasagawa ng *salah* o habang nagbabasa ng Qur'an ay *sunnah* at hindi *fard* sapagkat ito ang ipinahihiwatig sa Hadeeth na isinalaysay ni Zayd bin Thabit (RA) at ito rin ang ipinahihiwatig sa Hadeeth na isinalaysay naman ni `Umar (RA). Si Allah ang tagapagpatnubay.

**61.** Maaaring maganap ang *solar eclipse* (eklipse sa araw) pagkatapos ng *`asr*; kaya isasagawa rin ba ang *salatul kasoof* pagkatapos ng *`asr* samantalang bawal magsagawa ng *salah* pagkatapos ng *`asr*. At maaari bang isagawa ang *salah tahiyatil masjid* sa oras na bawal isagawa ang *salah*?

**Sagot**: Sa dalawang usaping ito ay may pagkakaiba ang mga pahayag ng mga pantas ngunit ang tama ay ipinahihintulot ang pagsasagawa ng *salahtul kasoof* at *salah tahiyatil masjid*. Dapat gawin ang dalawang *salah* na ito sapagkat ang mga *salah* na ito ay mga *salah* na isinasagawa sanhi ng mga kadahilanan. Ipinahihintulot ang pagsasagawa ng mga *salah* na ito sa oras na ipinagbabawal ang pagsasagawa ng *salah*, pagkatapos ng *`asr* at *fajr*, kung papaanong ang mga ito ay ipinahihintulot sa iba pang mga oras. Ito ay batay sa sinabi ng Propeta (SAS): **"Tunay na ang araw at ang buwan ay dalawang tanda sa mga tanda ni Allah. Hindi naglalaho ang mga ito dahil sa pagkamatay o pagkasilang ng isang tao. Kapag nakakita kayo ng eklipse, magsagawa kayo ng *salah* at manalangin hanggang sa matapos ang eklipse."** Ang Hadeeth na ito ay matatagpuan sa Saheeh Al-Bukhari at Saheeh Muslim. Ang sabi pa niya (SAS): **"Kapag pumasok ang sinuman sa inyo sa Masjid, huwag siyang umupo hangga't hindi nakakapagsagawa ng dalawang *rak`ah* na *salah*."** Ganoon din ang dalawang *rak`ah* na *salah* na *sunnah* na isinasagawa matapos

isagawa ng *tawaf*, kailangan pa ring isagawa ang *salah* na ito kahit tapos na ang *salah* sa *fajr* o *`asr* nang matapos ang pagsasagawa ng *tawaf*. Batay ito sa sinabi ng Propeta (SAS) na: **"O angkan ni Abd Manaf\* huwag ninyong pagbawalan ang sinuman na magsagawa ng *tawaf* sa Bahay na ito (Ka`bah) at magsagawa ng *salah* sa anumang oras na kanyang naisin, sa gabi man o araw."** Ang Hadeeth na ito ay isinalaysay ni Jubayr bin Mut`im (RA). Si Allah ang tagapagpatnubay.

**62.** Ano po ang hatol sa sabay-sabay na pagbigkas ng mga *dhikr* pagkatapos ng *salah* tulad ng ginagawa ng ib?. Ang *sunnah* po ba ay bigkasin nang may tunog ang *dhikr* o bigkasin nang mahina?

**Sagot**: Ang *sunnah* ay ang pagbigkas sa *dhikr* nang may tunog pagkatapos na pagkatapos ng *salah* na *fard* at *salatul jum`ah* (*salah* sa araw ng pagsamba tuwing Biyernes) pagkatapos magsabi ng *tasleem*. Sapagkat nasasaad sa Saheeh Al-Bukhari at Saheeh Muslim na isinalaysay ni Ibnu `Abbas (RA) na noong kapanahunan ng Propeta (SAS) ay itinataas ang boses sa pagbigkas ng *dhikr* kapag natapos na ang mga tao sa pagsasagawa ng *salah* na *fard*. Ang sabi pa ni Ibnu `Abbas (RA): "Nalalaman ko kapag natapos na nila ang *salah* – kapag narinig ko ang pagbigkas ng *dhikr*."

Ang sabay-sabay na pagbigkas ng *dhikr*, anupa't nais ng bawat isa na sabayan ang pagbigkas ng iba mula sa simula hanggang sa katapusan, at ang paggaya nito ay walang batayan. Ito ay isang *bid`ah*.** Ang nararapat ay kanya-kanyang bigkasin ng lahat ang *dhikr* para kay Allah sa simula hanggang sa katapusan. Si Allah ang tagapagpatnubay.

---

*Isa sa pangalan ng angkan ni Propeta Muhammad (SAS)

**Ang ano mang gawain o paniniwala na hindi aral ng Islam na ipinasok sa Islam at sinasabing ito ay sa Islam.

**63.** Kapag nakalimot ang isang tao at nakapagsalita habang nagsasagawa ng *salah*, nawawalan ba ng saysay ang kanyang *salah*?

**Sagot**: Kapag nakapagsalita ang isang Muslim habang nagsasagawa ng *salah*, dahil nakalimot o dahil hindi alam na bawal ang magsalita habang nagsasagawa ng *salah*, hindi nawawalan ng saysay ang kanyang *salah* maging iyon man ay *fard* o *sunnah*. Batay ito sa panalanging itinuro ni Allah: ***"O Panginoon namin, huwag Mo pa kaming parusahan kung kami ay makalimot o magkamali."*** (2:286) Nasasaad sa Hadeeth na ang tugon ni Allah sa panalanging ito ay: **"Ginawa Ko na."** Nasasaad sa Saheeh Muslim na si Mu`awiyah bin Al-Hakam As-Salami (RA) ay nagsabi ng ***yarhamukallaah*** sa isang bumahin habang sila ay nagsasagawa ng *salah* dahil hindi niya alam ang alituntuning bawal ang magsalita kapag nagsasagawa ng *salah*. Dahil doon ay pinuna siya ng mga nakapalibot sa pamamagitan ng pagsenyas. Kaya tinanong niya ang Propeta (SAS) hinggil doon. Hindi siya inutusan ng Propeta (SAS) na ulitin ang *salah* dahil ang nakalimot ay katulad ng walang nalalaman. Nang minsang makalimot ang Propeta (SAS) at nakapagsalita siya habang siya ay nagsasagawa ng *salah* ay hindi niya inulit ang *salah*. Sa halip ay kinumpleto niya ang *salah* tulad ng nasasaad sa Saheehayn na isinalaysay ni Abu Hurayrah (RA) at sa Saheeh Muslim na isinalaysay naman ni Ibnu Mas`ood (RA) at `Imran bin Husayn (RA). Walang masama sa pagsesenyas habang nagsasagawa ng *salah* kapag tinatawag ng pangangailangan. Si Allah ang tagapagpatnubay.

# Mga Nilalaman